# IKA-14 NG ENERO, BIYERNES I

## Panalangin Sa Umaga

## PASIMULA

**Panginoon, buksan mo ang ating mga labi.**
At pupurihin ka ng aking bibig.

## PAANYAYA SA PANALANGIN ANTIPONA

**Halina, ang Panginoon ay pasalamatan dahil ang kanyang dakilang pag-ibig ay walang hanggan.**

### Salmo 95

Tayo ay lumapit sa 'ting Panginoon, Siya ay awitan,
Ating papurihan ang batong kublihan nati't kalakasan.
Tayo ay lumapit sa kanyang harapan na may pasalamat,
Siya ay Purihin ng mga awiting may tuwa at galak. *(Antipona)*

Sapagkat ang Diyos ay ang Panginoong napakadakila,
Ang dakilang Haring higit sa sinuman na binabathala.
Nasa kanyang palad ang buong daigdig. pati kalaliman,
Ang lahat ay kanya maging ang mataas nating kabundukan.
Kanya rin ang dagat at pati ang lupa na kanyang nilalang. *(Antipona)*

Tayo ay lumapit, sa kanya'y sumamba at magbigay-galang,
Lumuhod sa harap nitong Panginoong sa ati' y lumalang.
Siya ang ating Diyos, tayo ay kalinga niyang mga hirang,
Mga tupa tayong inaalagaan. *(Antipona)*

Ang kanyang salita ay ating pakinggan:
"Iyang inyong puso'y huwag patigasin,
Tulad ng ginawa ng inyong mga magulang
Nang nasa Meriba, sa ilang ng Masa.
Ako ay tinukso't doon ay sinubok ng inyong magulang,
Bagamat nakita ang aking ginawang sila' ng nakinabang. *(Antipona)*

Apatnapung taon, sa inyong ninuno ako ay nagdamdam,
Ang aking sinabi, "Sila ay suwail, walang pakundangan
At ang mga utos ko ay sinuway!"
Dahil sa galit ko, ako ay sumumpang di sila daratal,
Sa lupang pangakong aking inilaan." *(Antipona)*

Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo;
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen. *(Antipona)*

## AWIT

D'yos Anak-naging tao, pinasa'y aming pasan,
Bigat ng kasalanan, hanggang krus mabayubay,
Heto kaming 'yong lingkod, sa iyo'y naglalaan,
Di lamang ng salita, pati puso ay alay.

Paningi'y liwanagan, tanglawan ng 'yong ilaw,
Kahit lalim o taas, aming maunawaan,
Awa mo'y ipadama, dinggin ang aming dasal,
Hirap ay pagaanin, bigyang-tatag ang buhay.

Kami ay tinawag mo, na ikaw'y paglingkuran,
Sa bata't matatanda, makita'y 'yong larawan,
Ihatid sa kanila'y pag-asa't kalusugan,
Uunlad kaming lahat, payapang mabubuhay.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Sa 'yong altar, Panginoon, tatanggapin ang tunay na hain.

**Salmo 51**

*(O Diyos, maawa ka sa akin)*

Ako'y kaawaan, O mahal kong Diyos,
Sang-ayon sa iyong kagandahang-loob;
Mga kasalanan ko'y iyong pawiin,
Ayon din sa iyong pag-ibig sa akin!
Linisin mo sana ang aking karumhan
At ipatawad mo yaring kasalanan!




Ang pagsalansang ko ay kinikilala,
Laging nasa isip ko at alaala.
Sa iyo lang ako nagkasalang tunay,
At ang nagawa ko'y di mo nagustuhan;

Kaya may matuwid ka na ako'y hatulan,
Marapat na ako'y iyong parusahan.
Ako'y masama na buhat nang iluwal,
Makasalanan na nang ako'y isilang.

Nais mo sa aki'y isang pusong tapat;
Puspusin mo ako ng dunong mong wagas.
Ako ay linisin, sala ko'y hugasan
At ako'y puputi nang walang kapantay.

Sa galak at tuwa ako ay puspusin;
At muling babalik ang galak sa akin.
Ang kasalanan ko'y iyo nang limutin,
Lahat kong nagawang masama'y pawiin.

Isang pusong tapat sa aki'y likhain,
Bigyan mo, O Diyos, ng bagong damdamin.
Sa iyong harapa'y h'wag akong alisin;
Ang Espiritu mo ang papaghariin.

Ang galak na dulot ng 'yong pagliligtas,
Ibalik at ako ay gawin mong tapat.
Kung magkagayon na, aking tuturuang
Sa iyo lumapit ang makasalanan.

Ingatan mo ako, Diyos kong Manunubos,
Ang pagliligtas mo'y galak kong ibabantog.
Turuan mo akong makapagsalita,
At pupurihin ka sa gitna ng madla.

Hindi mo na nais ang mga panghandog;
Sa haing sinunog di ka nalulugod.
Ang handog ko, O Diyos, na karapat-dapat
Ay ang pakumbaba't pusong mapagtapat.

Iyong kahabagan, O Diyos, ang Sion;
Yaong Jerusalem ay muling ibangon.
At kung magkagayon, ang handog na haing
Dala sa dambana, torong susunugin,
Malugod na ito'y iyong tatanggapin.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Sa 'yong altar, Panginoon, tatanggapin ang tunay na hain.

**Antipona 2:** Ang lahi ng Israel ay magtatagumpay; matatamo nila ang kadakilaan.

**Awit: Isaias 45:15-25**

*(Ang mga tao sa lahat ng bansa ay magiging alagad ng Panginoon)*

Ang Diyos ng Israel,
Ang Tagapagligtas ng kanyang bayan,
Ay mahiwagang hindi kayang unawain.
Lahat ng gumagawa ng diyus-diyusan
Ay hahamakin at mapapahiya.

Ngunit ang Israel ay iyong ililigtas,
Ang tagumpay nila ay sa habang panahon
At kailanma'y hindi mapapahiya.

Ang PANGINOON, ang Diyos, ang lumikha ng kalangitan,
Siya rin ang lumikha ng daigdig,
Ginawa niya itong matatag at ito'y mananatili,
Ginawa niya iyong mainam na tirahan.

Siya ang may sabing "Akong PANGINOON lamang
Ang Diyos at wala nang iba pa.
Lahat ng salita ko'y sinasabi nang hayagan,
Isa man sa layunin ko'y hindi inililihim.
Hindi ko pinahirapan ang Israel
Sa paghanap sa akin.
Sinasabi kong lahat ang katotohanan
At inihahayag kung ano ang tama."

Sinabi ng PANGINOON, “Halikayong lahat
Na mga natitirang buhay mula sa lahat ng bansa;
Kayong mga mangmang
Na nagpapasan ng mga idolong kahoy
At dumadalangin sa mga diyos
Na hindi makapagliligtas.

Humarap kayo sa paglilitis.
Ipagtanggol ninyo ang inyong panig.
Magsanggunian kayo.
Sino ang makahuhula ng mga bagay na magaganap?
Hindi ba akong PANGINOON,
Ang Diyos na nagliligtas sa kanyang bayan?
Walang ibang Diyos maliban sa akin.

Lumapit kayong lahat sa akin
At kayo ay maliligtas,
Kayong mga tao sa buong daigdig.
Walang ibang Diyos maliban sa akin.

Ako ay tapat sa aking pangako at di magbabago,
At tutuparin ko ang aking mga pangako:

‘Lahat ng tao ay luluhod sa aking harapan,
At mangangakong sila’y magtatapat sa akin!’
“Sasabihin nila, tanging nasa PANGINOON
Ang kapangyarihan at pagtatagumpay,

At mapapahiya sinumang sa kanya’y lalaban.
Ngunit ang lahi ng bansang Israel ay magtatagumpay,
Matatamo nila ang kadakilaan.”

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Ang lahi ng Israel ay magtatagumpay; matatamo nila ang kadakilaan.

**Antipona 3:** Lumapit tayo sa harap ng Diyos; umawit sa kagalakan.

**Salmo 100**

*(Ang masayang awit ng mga pumapasok sa Templo ng Diyos)*

Umawit sa kagalakan ang lahat ng mga bansa!
Ang PANGINOON ay papurihan, paglingkuran siyang kusa;
Lumapit sa harap niya at umawit na may tuwa!

O ang PANGINOON ay ating Diyos! Ito'y dapat na malaman,
Tayo'y kanya, kanyang lahat, tayong lahat na nilalang;
Lahat tayo'y bayan niya, kabilang sa kanyang kawan.

Pumasok sa kanyang templo na ang puso'y nagdiriwang,
Umaawit nagpupuri sa loob ng dakong banal;
Purihin ang ngalan niya at siya'y pasalamatan!

Mabuti ang Panginoon, pag-ibig niya'y walang hanggan,
Siya'y Diyos na mabuti't laging tapat kailanman!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Dakila ang Panginoon at dapat siyang papurihan sa lungsod niyang banal.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Efeso 4:29-32)*

Huwag kayong gumamit ng masamang pananalita; sikaping lagi na ang pangungusap ninyo'y yaong makabubuti at angkop sa pagkakataon upang pakinabangan ng makaririnig. At huwag ninyong dulutan ng pighati ang Espiritu Santo, sapagkat ito ang tatak ng Diyos sa inyo, ang katibayan ng inyong katubusan pagdating ng takdang araw. Alisin na ninyo ang lahat ng sama ng loob, galit at poot; huwag na kayong mambubulyaw, manlalait, at mananakit ng damdamin ng kapwa. Sa halip, maging mabait kayo at maawain sa isa't isa, at magpatawaran, tulad ng pagpapatawad sa inyo ng Diyos sa pamamagitan ni Kristo.

## TUGUNAN

**Sa pagdating ng umaga, ako ay kaawaan.**
— Sa pagdating ng umaga, ako ay kaawaan.

**Ituro sa akin ang dapat kong tahaking daan,**
— ako ay kaawaan.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Sa pagdating ng umaga, ako ay kaawaan.

## PAPURING AWIT NI ZACARIAS

**Antipona:** Nilingap ng Diyos at pinalaya ang kanyang bayan.

Purihin ang Panginoong Diyos ng Israel!
Sapagka't nilingap niya at pinalaya ang kanyang bayan.

At nagpadala siya sa atin ng isang makapangyarihang Tagapagligtas,
Mula sa lipi ni David na kanyang lingkod.

Ipinangako niya sa pamamagitan ng kanyang banal na propeta noong una,
Na ililigtas niya tayo sa ating mga kaaway,
At sa kamay ng lahat ng napopoot sa atin.

Ipinangako rin niya na kahahabagan ang ating mga magulang,
At aalalahanin ang kanyang banal na tipan.

Iyan ang sumpang binitiwan niya sa ating amang si Abraham,
Na ililigtas tayo sa ating mga kaaway,
Upang walang takot na makasamba sa kanya,
At maging banal at matuwid sa kanyang paningin, habang tayo'y nabubuhay.

Ikaw naman, anak, ay tatawaging propeta ng Kataas-taasan;
Sapagka't mauuna ka sa Panginoon upang ihanda ang kanyang mga daraanan,
At ituro sa kanyang bayanang landas ng kaligtasan,
Ang kapatawaran ng kanilang mga kasalanan.

Sapagka't lubhang mahabagin ang ating Diyos;
Magbubukang-liwayway sa atin ang araw ng kaligtasan.
Upang magbigay-liwanag sa mga nasa kadiliman at nasa ilalim ng kamatayan,
At patnubayan tayo tungo sa daan ng kapayapaan.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Sa pamamagitan ng kanyang krus, naghatid ng kaligtasan ang Panginoong Hesus sa sangkatauhan. Dinadakila natin siya at may pananalig tayong dumalangin sa kanya:**

*Panginoon, ibuhos sa amin ang iyong awa.*

Kristo, papag-alabin sa amin ang init ng iyong liwanag,
— at huwag mapahamak sa anumang masama.

Bantayan ang aming mga iniisip, salita at asal
— at gawin itong kaaya-aya sa iyong paningin sa araw na ito.

Huwag ituon ang iyong pansin sa aming kasalanan,
— linisin mo kami sa aming pagkukulang.

Sa iyong pagkamatay sa krus at muling pagkabuhay,
— pagkalooban kami ng kasiyahang dulot ng Espiritung Banal.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama,**
**ginapi mo ang dilim ng kamangmangan**
**sa pamamagitan ng liwanag ng iyong Salita.**
**Palakasin sa aming puso**
**ang pananampalatayang kaloob mo,**
**at huwag hayaang ang anumang tukso**
**ay pumawi sa init ng pag-ibig**
**na sa ami'y pinagningas mo.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo,**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

## Panalangin sa Takipsilim

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

Nang ang Diyos ay lumalang, nilikha n'ya ang tao
Na kanyang kalarawan, may laya at talino,
Dahil sa pag-ibig n'ya, mula nang sanggol tayo,
Tayo'y may kalayaan, ayon sa kanyang plano.

Sa tao'y iniwanan ang layunin ng buhay
Na naging kahihiyan, nang sala ay dumatal,
Tao laban sa kapwa, isip ay karahasan.
D'yos na ang nagsusumamo, ngunit ayaw pakinggan.

Dumating ang panahon, ang D'yos na ang kumilos,
Isinugo ang Kristo, upang sala'y matubos.
Ngayon ay may pag-asa, sa Panginoong Hesus,
Tayo ay sasagana, kung sa kanya'y susunod.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Panginoon, ipatong mo sa akin ang iyong mapagpagaling na kamay dahil ako'y makasalanan.

**Salmo 41**

*(Panalangin ng isang maysakit)*

Mapalad ang isang taong tumitingin sa mahirap,
Ang PANGINOON ang tumutulong kung siya ay may bagabag.
Buhay niya'y iingatan, yamang siya ang may hawak,
Sa kamay man ng kaaway, hindi siya masasadlak,
At doon sa bayan niya'y ituturing na mapalad.
Ang PANGINOON rin ang tutulong kung siya ay magkasakit,
Ang nanghina niyang lakas ay ganap na ibabalik.

Ang pahayag ko sa PANGINOON, "Tunay akong nagkasala,
Iyo akong pagalingin, sa akin ay mahabag ka!"
Yaong mga kaaway ko, ang palaging binabadya,
"Kailan ka mamamatay upang ikaw'y mawala na?"
Yaong mga dumadalaw sa akin ay hindi tapat;
Ang balitang masasama ang palaging sinasagap,
At saan ma'y sinasabi upang ako ay mawasak.

Ang lahat ng namumuhi'y ang palagi ng usapan,
Ako raw ay ubod sama, ang panabi sa bulungan.
Ang sakit ko, sabi nila, ay wala nang kagamutan,
Di na ako magbabangon sa banig ng karamdaman.
Lubos akong nagtiwala sa tapat kong kaibigang
Kasalo ko sa tuwina't sa anuman ay karamay;
Ngunit ngayon, lubos siyang naging taksil na kaaway.

Sa akin ay mahabag ka, PANGINOON, ako'y kaawaan;
Ibalik mo ang lakas ko't kaaway ko'y babalingan.
Kung ikaw ay nalulugod, ganito ko malalaman,
Sa aki'y di magwawagi kahit sino ang kaaway.
Tulungan mo ako ngayon, yamang ako ay mabuti
Sa piling mo ay patuloy na ingatan ang sarili.
Purihin ang PANGINOON, itong Diyos ng Israel;
Kailanman at saanman, siya'y ating pupurihin!
Amen! Amen!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Panginoon, ipatong mo sa akin ang iyong mapagpagaling na kamay dahil ako'y makasalanan.

**Antipona 2:** Nasa atin ang Diyos na Makapangyarihan, ang Diyos ni Jacob na ating kanlungan!

**Salmo 46**

*(Ang D'yos ang ating kanlungan at lakas)*

Ang Diyos ang lakas natin at kanlungan,
At handang saklolo kung may kaguluhan;
Di dapat matakot, mundo'y mayanig man,
Kahit na sa dagat ang bundok mabuwal;
Kahit na magngalit yaong karagatan,
At ang mga burol mayanig, magimbal.

Nasa atin ang Diyos na Makapangyarihan,
Ang Diyos ni Jacob na ating kanlungan.

May ilog ng galak sa bayan ng Diyos,
Sa banal na templo'y ligaya ang dulot.
Ang tahanang-lungsod ay di masisira;
Ito ang tahanan ng Diyos na Dakila,
Mula sa umaga ay kanyang alaga.
Nangingilabot din bansa't kaharian,
Sa tinig ng Diyos lupa'y napaparam.

Nasa atin ang Diyos na Makapangyarihan,
Ang Diyos ni Jacob na ating kanlungan.

Anuman ang kanyang ginawa sa lupa.
Sapat nang pagmasdan at ikaw'y hahanga!
Maging pagbabaka ay napatitigil,
Sibat at palaso'y madaling sirain;
Baluting sanggalang ay kayang tupukin!
Sinasabi niya, "Ihinto ang labanan,
Ako ang inyong Diyos, dapat na malaman
Dito sa daigdig, sa alinmang bansa'y
Ako ang tanging makapangyarihan."

Nasa atin ang Diyos na Makapangyarihan,
Ang Diyos ni Jacob na ating kanlungan!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Nasa atin ang Diyos na Makapangyarihan, ang Diyos ni Jacob na ating kanlungan!

**Antipona 3:** Lahat ng bansa ay lalapit at sasamba sa iyo, Panginoon.

**Awit: Pahayag 15:3-4**

*(Awit ng Pagsamba)*

Panginoong Diyos na Makapangyarihan sa lahat,
Dakila at kahanga-hanga ang iyong mga gawa!
O Hari ng mga bansa,
Matuwid at totoo ang iyong mga daan!

Sino ang hindi matatakot sa iyo, PANGINOON?
Sino ang tatangging magpahayag ng iyong kadakilaan?

Ikaw lamang ang banal!
Lahat ng mga bansa ay lalapit at sasamba sa iyo,
Sapagkat nakita ng lahat ang matuwid mong mga gawa.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Lahat ng bansa ay lalapit at sasamba sa iyo, Panginoon.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Roma 15:1-6)*

Dapat pagtiisan nating malalakas ang mahihina sa pananampalataya, at huwag ang sariling kasiyahan lamang ang isipin. Bigyan natin ng kasiyahan ang ating kapwa kung ikabubuti niya, upang lumakas ang kanyang pananampalataya. Si Kristo man ay hindi naghangad ng sariling kasiyahan kundi, ayon sa nasusulat, "Sa pag-alipusta nila sa iyo, ako ang inalipusta." Anumang nasa Kasulatan noon pang una ay nasulat sa ikatututo natin, sapagkat lumalakas ang ating loob at nagkakaroon ng pag-asa kapag binabasa natin ang mga aral na matatagpuan dito. Loobin nawa ng Diyos na nagpapatatag at nagpapalakas ng loob, na mamuhay kayong may pagkakaisa kay Kristo Hesus. Sa gayon, sama-sama kayong magpuri sa Diyos at Ama ng ating Panginoong Hesukristo.

## TUGUNAN

**Inibig tayo ni Kristo at nilinis tayo sa ating kasalanan, sa pamamagitan ng kanyang dugo.**
— Inibig tayo ni Kristo at nilinis tayo sa ating kasalanan, sa pamamagitan ng kanyang dugo.

**Hinirang niya tayo upang maging bansa ng mga hari at pari,**
— sa pamamagitan ng kanyang dugo.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Inibig tayo ni Kristo at nilinis tayo sa ating kasalanan, sa pamamagitan ng kanyang dugo.

## PAPURING AWIT NI MARIA

**Antipona:** Tinulungan ng Panginoon ang kanyang mga lingkod bilang pagtupad sa pangako niyang awa.

Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon,
At nagagalak ang aking espiritu dahil sa Diyos na aking tagapagligtas.
Sapagka't nilingap niya ang kanyang abang lingkod!

At mula ngayon, ako' y tatawaging mapalad ng lahat ng salinlahi,
Dahil sa mga dakilang bagay na ginawa sa akin ng Makapangyarihan
Banal ang kanyang pangalan!

Kinahahabagan niya ang mga may takot sa kanya,
Sa lahat ng sali't saling lahi.

Ipinakita niya ang lakas ng kanyang mga bisig,
Pinangalat niya ang mga palalo ang isipan.

Ibinagsak niya ang mga hari mula sa kanilang trono,
At itinaas ang mga nasa abang kalagayan.

Binusog niya ng mabubuting bagay ang mga nagugutom,
At pinalayas niyang wala ni anuman ang mayayaman.

Tinulungan niya ang kanyang bayang Istael,
Bilang pagtupad sa pangako niya saating mga magulang,
Kay Abraham at sa kanyang lahi, magpakailanman!

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Purihin ang Diyos na dumirinig sa panalangin ng nangangailangan, at binubusog ang mga nagugutom ng mabubuting bagay. Dumalangin tayo sa kanya nang buong tiwala:**

*Panginoon, ipadama sa amin ang iyong awa.*

Maawaing Ama, inialay ni Hesus sa krus ang pinakaganap na hain.
— Ipinagdarasal namin ang lahat ng mga nagdurusang kaanib ng Simbahan.

Palayain ang mga inaalipin at bigyan ng paningin ang mga bulag,
— kalingain ang mga balo at ulila.

Damitan ang iyong bayan ng sanggalang na kaligtasan,
— at ipagtanggol mo laban sa pang-aakit ng kasamaan.

Mapasaamin nawa ang iyong awa't pakikipiling, Panginoon, sa oras ng kamatayan,
— maratnan nawa kaming matapat at lisanin ang mundong ito nang may kapayapaan.

Akayin ang mga yumao sa liwanag ng iyong kaharian,
— upang masilayan ka magpakailanman.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama,**
**tulungan mo kaming masundan ang halimbawa**
**ng iyong Anak na naging mahinahon sa gitna ng dusa.**
**Sa pakikiramay sa paghihirap na kanyang pinasan,**
**makabahagi rin nawa kami sa kanyang kaluwalhatian.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo,**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

## Panalanging sa Gabi

## PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

## AWIT

O PANGINOONG Hesus, sa ami'y manahan ka,
Sa pagdating ng gabi, dilim ay kumalat na,
'Wag sana nitong pawiin ang aming pag-asa
Kundi gawing ilaw ang pananampalataya.

PANGINOONG Hesus, gawin kaming mapayapa,
Dumating man ang pagsubok, mayro'ng pagpapala;
Ipag-adya mo kami sa anumang masama
At papupurihan ka, O Diyos na dakila!

**Antipona:** Sa gabi at araw, Diyos ko, ako'y humihibik sa iyo.

### Salmo 88

*(Panalangin ng isang may karamdaman)*

PANGINOONG Diyos, tumatawag ako sa iyo kung araw,
Pagsapit ng gabi, dumudulog ako sa iyong harapan.
Ako ay dinggin mo, sa pagdalangin ko ako ay pakinggan,
Sa aking pagdaing ako ay tulungan.

Ang kaluluwa ko ay nababahala't lipos ng hilahil.
Dahilan sa hirap wari'y malapit nang ako ay malibing.
Kabilang na ako, niyong malapit nang sa hukay ilagak,
Ang aking katulad ay ang mahina na't ubos na ang lakas.




Ang katulad ko pa ay ang iniwanan sa gitna ng patay,
Animo'y nasawi na nananahimik sa kanyang libingan.
Tulad na rin ako niyong mga tao na iyong nilimot,
Parang mga tao na sa iyong tulong ay hindi maabot.

Dinala mo ako sa may kadilimang hukay na malalim,
Ang hukay na yaon ay isang libingan na ubod ng dilim.
Ikaw ay nagalit, at ang bigat nito'y sa akin nabunton,
Ang aking katulad ay ang tinabunan ng malaking alon.

Mga kasama ko'y iyong binayaan na ako ay iwan,
Binayaan silang mamuhi sa aki't ako'y katakutan,
Kaya hindi ako makatakas ngayo't pintua'y nasarhan.
Dahilan sa lungkot, ang aking paningi'y waring lumalamlam.

Kaya naman, PANGINOON,
Tumatawag ako sa 'yo araw-araw,
Sa pagdalangin ko ay taas ang kamay.
Makagagawa ba
Ikaw, PANGINOON, ng kababalaghan,
Para purihin ka niyong mga patay?

Ang pag-ibig mo ba doon sa libinga'y ipinapahayag,
O sa kaharian niyong mga patay ang 'yong pagtatapat?
Doon ba sa dilim ang dakilang gawa mo ba'y makikita,
O ang pagliligtas, sa mga lupaing wala nang pag-asa?

Sa iyo, O PANGINOON,
Ako'y nananangis at nananawagan,
Sa tuwing umaga ako'y tumatawag sa iyong harapan.
Di mo ako pansin,
O PANGINOON ko, di ka kumikibo,
Bakit ang mukha mo'y ikinukubli mo, ikaw'y nagtatago?

Mulang pagkabata ako'y nagtiis na, halos ikamatay;
Ang iyong parusa'y kusang nagpahina sa aking katawan.
Sa aking sarili, tindi ng galit mo'y aking nadarama,
Ako'y mamamatay kundi ka hihinto ng pagpaparusa.

Parang baha sila kung sumasalakay sa aking paligid,
Sa buong maghapon kinukubkob ako sa lahat ng panig.
Iyong pinalayo pati kasintaha't aking kaibigan,
Ang tanging natira na aking kasama ay ang kadiliman.

*(Papuri sa Ama at...)*

**Antipona:** Sa gabi at araw, Diyos ko, ako'y humihibik sa iyo.

## PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Jeremias 14:9a)*

Kasama ka namin, O Panginoon, Pagkat kami ang iyong bayang hinirang; Huwag mo kaming pabayaan, O Panginoon naming Diyos.

## TUGUNAN

**Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Tinubos mo kami, Panginoong Diyos ng katotohanan,**
— inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Papuri sa Ama at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

## PAPURING AWIT NG EBANGHELYO

**Antipona:** Habang kami'y gising, Panginoon, kami ay ingatan; bantayan kami habang kami'y nahihimlay; upang sa paggising, manatili kaming kasama ni Kristong nagbabantay, at sa pagtulog, makapahinga kami sa kanyang kapayapaan (aleluya).

Kunin mo na, Panginoon ang iyong abang alipin,
Ayon sa iyong ipinangako:

Yamang nakita na ng aking mga mata ang iyong pagliligtas,
Na inihanda mo para sa lahat ng bansa:

Liwanag itong tatanglaw sa mga Hentil,
At magbibigay karangalan sa iyong bayang Israel.

## PANGWAKAS NA PANALANGIN

**Diyos na Makapangyarihan,**
**panatilihin mo kaming nagkakaisa**
**kasama ng iyong Anak**
**sa kanyang pagkamatay at pagkalibing**
**upang muli kami'y makabangon sa isang bagong buhay**
**kasama niya, na naghahari magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

**Gawaran nawa tayo ng Makapangyarihang Diyos ng gabing panatag at mapayapang pagkahimlay.**
— Amen.

## AWIT O PANALANGIN NG PAPURI KAY MARIA

Aba Ginoong Maria, napupuno ka ng grasya.
Ang Panginoong Diyos ay sumasaiyo.
Bukod kang pinagpala sa babaeng lahat
At pinagpala naman ang iyong Anak na si Hesus.

Santa Maria, Ina ng Diyos,
Ipanalangin mo kaming makasalanan
Ngayon at kung kami'y mamamatay.
Amen.